INIHAHANDOG NG ARMAS-TK ANG

# DRAMA AT PAKIKIBAKA SA BRGY. MASIGLA

DESPERADO SI DON ROMAN NA MAPALAYAS SA LALONG MADALING PANAHON ANG MGA RESIDENTE NG BRGY MASIGLA. KAYA NAMAN ISANG HAPON, KASABWAT ANG DEPARTMENT OF AGRICULTURE, PATAKSIL NA NAG-ALOK NG SUHOL SA MGA RESIDENTE ANG ABUGADO NI DON ROMAN.

ABA NAMAN, SER! ISAKSAK N'YO SA BAGA NG AMO N'YO 'YANG KINSE MIL NA 'YAN! 'DI KAMI AALIS!

HOY KALOY! MAWAWALAN NA TAYO NG BAHAY E LALANTAK KA PA NG GALA?! BUMABA KA RIYAN!

UUWI DIN AKO AGAD 'NAY! AYLABYUUUU!

MAGDAHAN-DAHAN KA, TANDA! KAYO NA NGANG BINIBIGYAN NG PERA, KAYO PA ANG AYAW?! TANDAAN NINYO, PAGSISISIHAN NINYO ANG ARAW NA ITO!

'KALA NIYO NAMAN ANG LAKI-LAKI NG KINSE MIL?! KULANG PA NGA 'YAN PAMBAYAD UTANG SA TINDAHAN NI ALING NENA!

RELAKS KA LANG PARENG GORYO. TAMA NA 'YAN.

UTANG NA LOOB, ATORNI. UMALIS NA KAYO. HINDING HINDI NINYO KAMI MAPAPAALIS SA MGA TAHANAN NAMIN KAHIT MAGKANO PA ANG ISUHOL NINYO SA MGA TAO!

BRGY. MA


SAMANTALA...
YARI NA NAMAN AKO KAY NANAY. ANO BA NAMAN KASI 'TONG SI ALDRIN...


KUNDANGAN BA NAMANG SA BUNDOK PA MAKIPAGKITA!


TOOOOL! SABI KO NA'T 'DI MO AKO BIBIGUIN E!
SABI NA E...


HOY ALDRIN! SINASABI KO NA NGA BA'T GUME-GELPREN KA LANG E!
ANO KA BA?! HINDI KO 'YAN GELPREN. TAWAGIN MO NA LANG AKONG "NIK," HINDI NA AKO SI ALDRIN.


TOL, PASENSYA NA HA? HANGGANG ALA SYETE LANG KAMI E. KAYA MAG-USAP NA TAYO.
BA'T BA KASI SOBRANG SECRET? ANO BANG NANGYARI SA'YO?
NPA NA AKO, TOL.
SERYOSO KA D'YAN?! HINDI KA BA NATATAKOT? KUMAKAIN BA KAYO DOON? PAANO NA SI AGNES?
MAKINIG KA NGA MUNA! AYOS LANG AKO SA BUNDOK. KAILANGAN ANG MGA TULAD NATING KABATAAN NG REBOLUSYON. HINDI NAMAN TAYO YAYAMAN SA PAGKOKOPRAS.


ALAM NI AGNES. ALAM MO NAMAN NA TUNGKULIN NATIN 'TO SA KABATAANG MAKABAYAN...


AT PANGARAP KO TALAGA NA HUMAWAK NG BARIL AT MAGLINGKOD SA BAYAN! KAHIT PA MAHIRAP ANG BUHAY HUKBO.


GANUN? E SINO BA 'YAN?
ULAGANG 'TO. NAKALIMUTAN MO NA?! SI KA BERNA 'YAN. NAKATIRA DATI SA MAY ATIN. PINSAN NI--


HAYAAN MO NA, KA NIK!


AH EH... 'DI KO MATANDAAN. PASENSYA NA TALAGA, KA BERNA.
AYOS LANG. HE! HE! HE!
PERO TOL, BAKIT AKO LANG ANG IPINATAWAG MO?
SYEMPRE, BESPREN KITA E. SABAY TAYONG SUMUMPA SA KM. TIWALA AKONG NAUUNAWAAN MO AKO AT ANG IPINAGLALABAN NATIN.
E KUMUSTA BA ANG BARYO?
AY NAKU, NAGKAKAGULO! MAY KOMOSYON NGA PAG-ALIS KO. PINAPAALIS NI DON ROMAN ANG MGA TAGA-BARYO.
TSK. TSK. 'YAN DIN 'YUNG MANGANGAMKAM NG LUPA NG MASA SA ERYA NATIN, KA BERNA.


IBINILIN NI KA NIK KAY KALOY ANG BALANGAY NG KM SA BARYO NGAYONG NAGPASYA NA SIYANG MAGPULTAYM. NAG-AALALA MAN, UNAWA NI KALOY NA WASTO ANG PASYA NG KANYANG KAIBIGAN.
ANG Bayan
KALATAS
Isulong ang demokratikong rebolusyong bayan.
O, HETO. PAGTALAKAYAN NIYO SA SUSUNOD NA PULONG. TSAKA NGA PALA...


...'WAG NA 'WAG MONG BABANGGITIN KAHIT KANINO ANG HULI KONG BILIN HA? ASAHAN KITA, TOL.
S-SIGE TOL.

PAGKAUWI SA BAHAY...

ANG SAYA HA? LAGOT KA. MAGPALIWANAG KA DUN O. KAY NANAY.

OOOOOY, ANDITO NA PALA ANG ATE KIKAY E! MUSTA 'TE?

DUMAAN PA AKO SA BAYAN 'NAY E.

ALAM NA ALAM TALAGA ANG PABORITO KONG TAWSTED SIOPAOOOO!

ASUS! ALAM KO NA 'YANG ISTAYL MO, KARL MARK. DINI, AT KAKAIN NA!

SIGE KIKAY. ANO NGA ULIT 'YON?

NAGULO ANG TAHIMIK NAMING BUHAY SA KWYET-LESLIE NUNG KAUSAPIN KAMI NG HR. TATANGGALIN DAW ANG 80 MAHIGIT SA'MIN. MGA BABAE HALOS, KASI MAHAL NA RAW ANG BENEFITS.

WOW. MAY BENEPITS PALA KAYO, 'NAK?

'YUN NA NGA 'NAY, HALOS WALA NA NGA KAMING KINIKITA TAPOS BIGLA PA KAMING TATANGGALIN.






HINDI NGA E. NUNG NALAMAN NG KAPITALISTA, MAY PULIS NA AGAD KINABUKASAN.


NAGPA-PORUM 'YUNG TF-ELCAC. SABI, MGA KOMUNISTA DAW ANG NAGTATAYO NG UNYON.
TF ELCAC


HAAAA? MAY PULIS PULIS PA?! E ANO, TUTULOY KAYO?
SYEMPRE NAMAN, NAY! MAHIRAP NAMANG BUMIGAY AGAD NANG WALANG LABAN!
O 'DI BA? APRUB KAY BABY JOMS!


KRIIING!!!


HELLO? TINTIN?
END STATE FASCISM!


HELLO KUYA? 'DI AKO MAKAKAUWI NGAYON. IKAW NA MAGSABI KAY NANAY PARA 'DI AKO MAPAGALITAN. PLIIIIS?
WALA NA. NAKA-LOUD SPEAKER NA.






















Ano ang masamang balita na dala-dala ni Aling Nelya? Magawa kaya ni Kaloy ang bilin sa kanya ni Aldrin? Matatanggal kaya sa trabaho si Kikay? Sino ang ka-holding hands ni Tintin?

**ABANGAN...**